MAR-APR 2012

FILIPINO MAGAZINE

PO NATIN !

# PAG-USAPAN

ISSUE 44 IPINAMIMIGAY NG LIBRE

مجلة لنتحاور ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد الرابع والأربعون

## ANG AMIR SA KANYANG
## PAGBISITA SA PILIPINAS



المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف






- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**





المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**

CAMS
معهـد كامــز للتـدريب الأهـلي
CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES

جمعية النجاة الخيرية

# LIBRENG PAG-AARAL NG ARABIK PARA SA MGA PILIPINO
## (With Certificate)



## For reservation and registration

Tawag lang sa 24712574 or 24756796

Extention 102 sa mga lalaki, Extention 116 sa mga babae

Office Hours: Sundays to Fridays, Morning 8:00– 1:00, Evening 4:30 – 8:30

KPCCenter is Closed on Saturdays

## ARABIC CLASS 2012 – 2013 SCHEDULE OF CLASSES & REGISTRATION

| BATCH | REGISTRATION PERIOD | DURATION OF CLASSES |
|---|---|---|
| 1st Batch | February 1 - 29, 2012 | March - June 2012 |
| 2nd Batch | June 1 - 33, 2012 | July - November 2012 |
| 3rd Batch | November 1 - 31, 2012 | December 2012 - March 2013 |

Mag-aral Bumasa at Sumulat ng Arabik sa Loob Lamang ng Apat na Buwan

FILIPINO MAGAZINE
# PAG-USAPAN
PO NATIN !


PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com










*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa:*

ullessis@yahoo.com




الشيخ صباح الأحمد الجابر الصباح
في زيارة رسمية إلى الفلبين




القصيدة الفلبينية




دراسة الكلية اثناء العمل في الكويت




الحياة في المجتمع الإسلامي





انشطة المركز

# PAGBUBUNYI SA ARAW NG KABABAIHAN

*Ipinagdiriwang bawat taon ang Pandaigdigang Selebrasyon ng Araw ng Kababaihan (International Women's Day) na ginaganap tuwing ika-8 ng Marso. Ang pagdaraos na ito ay kinikilala sa halos lahat ng mga bansa na may layuning ipagbunyi ang kababaihan sila man ay nahahati dahil sa kanilang pagkakaiba ng wika, kultura, o sa antas ng pamumuhay.*

*Ang International Women's Day ay kinikilala na mula pa noong unang bahagi ng 1900s, at ito ngayon ay isa nang official holiday para sa maraming mga bansa. Makikita sa tradisyon na ito ang mga kalalakihan na nagbibigay pugay para sa kanilang mga ina, mga asawa, mga kasintahan, mga kasamahan, at iba pa, sa pamamagitan ng pagbibigay ng mga bulaklak at maliliit na mga regalo. Ang katayuan nito sa ilang mga bansa ay halos katumbas na rin sa katayuan ng Araw ng mga Ina kung saan binibigyan ng mga kabataan ng mga regalo ang kanikanilang mga ina at mga lola. Taun-taon tuwing ika-8 ng Marso, libu-libong mga kaganapan ang gaganapin sa buong mundo upang pukawin ang mga kababaihan at ipagdiwang ang kanilang mga tagumpay. Ang global web na mayaman sa magkakaibang mga lokal na aktibidad ay nag-uugnay sa mga kababaihan mula sa lahat ng bahagi ng mundo sa mga political rallies, mga kumperensyang pang negosyo, mga gawain ng pamahalaan at mga kaganapang networking.*

*Ipinagmamalaki din ng selebrasyon na ito ang ilang dekadang pagsusumikap ng mga kababaihan na makamit ang pagkakapantay-pantay, katarungan, kapayapaan at paglilinang gayun din ang pag-asam na magkaroon ng bahagi sa lipunan at pantay na pagkakakilala at pagtanggap tulad ng sa mga kalalakihan. Ipinaparating din ng IWD ang samu't-saring kuwentong maipagmamalaki ng pagmartsa sa Versailles ng mga Parisian women upang matamo ang kalayaan, pagkakapantay-pantay at kapatiran noong unang panahon. Ipinaparating din nito ang mga patotoo ng mga kababihan sa iba't-ibang bahagi ng mundo upang maipaglaban at panatiliin ang karapatan ng mga babae. Pagkakataon din sa IWD ang makilala at ipagbunyi sa buong mundo ang mga tagumpay ng mga kababaihan sa larangan ng ekonomiya, politika at sa pamayanan.*



# AMIR NG KUWAIT, SHEIKH SABAH AL-AHMADAL-JABERAL-SABAHSAISANG OPISYAL NA PAGBISITA SA PILIPINAS



*Ang Amir ng Kuwait, si Sheikh Sabah Al-Ahmed Al-Jaber Al-Sabah, ay dumating sa Pilipinas noong Marso 23 para sa isang State Visit. Siya ay nakipagkita kay Pangulong Benigno S. Aquino III sa Malacañang at sa iba pang opisyal at mga business leader. Nakatuon ang State Visit sa kalakalan at pamumuhunan. Tinalakay ng mga leader ng dalawang bansa ang mga oportunidad sa imprastraktura, agri-business, outsourcing, turismo, at enerhiya. Ngayong taon, inaasinta ng Pilipinas ang $3-bilyong puhunan mula sa Kuwait, isa sa pinakamalaking investor ng bansa. Ang pandaigdigang investment plans ng Kuwait ay iniulat na kinabibilangan ng isang potensiyal na puhunan sa halagang $2 bilyon para sa 177-ektaryang Logistics Center na itinatayo sa Clark Export Processing Zone sa Pampanga.*

*Ang Kuwait, isa sa pinakamayayamang bansa sa daigdig, ay taglay ang ikalimang pinakamalaking pandaigdigang oil reserves. Miyembro ito ng Organization of Petroleum Exporting Countries at bahagi ng Organization of Islamic Conference na sumusuporta sa peace process ng pamahalaan ng Pilipinas sa Mindanao. Noong dekada 90, isa ang Pilipinas sa mga bansang tumulong sa muling pagtayo ng Kuwait na giniyagis ng giyera. Ngayon, tahanan ang Kuwait ng mahigit 130,000 Pinoy na nagtatrabaho bilang mga nurse, caregiver, engineer, information technology expert, at sa household sector.*

*Isinilang noong Hunyo 16, 1929 sa Kuwait City, iprinoklama si Sheik Sabah bilang Amir ng State of Kuwait noong Enero 29, 2006 ng National Assembly of Kuwait. Una rito, siya ay Prime Minister mula Hulyo 13, 2003 hanggang Enero 29, 2006. Humawak siya ng maraming posisyon sa pamahalaang Kuwaiti  Deputy Prime Minister, Minister of Foreign Affairs, Minister of Information, Head of Department of Press and Publications, Member ng Organizational Body of the Higher Council, at Member ng Building and Construction Council. Hinahawakan din niya ang iba't ibang proyekto upang matulungan ang sektor ng turismo. Siya ay tagasulong ng mga karapatan ng kababaihan sa Gitnang Silangan.*

BUHAY OFW

Dear Kuya Eli...

# ANG KUWENTO NI MANG BERTO



Ullessis Abaya
ullessis@yahoo.com

ni Ever Villacruz

*Maganda ang panahon ngayon: Walang sandstorm. Kaya naisipan kong maglakad- lakad sa tabing-dagat. Dala ko ang aking kamera at ganado sa pagkuha ng litrato sa paligid.*

*Ang paligid, simoy ng hangin ang nagpapasigla ng araw ko. Ito rin ang nagbibigay kulay sa init at lamig ng panahon dito sa lupang buhangin.*

*"Parang Pinas ang init ngayon ano?" Napalingon ako sa gilid ng mapansin ko ang isang kapwa Pilipino na nagpakilala sa akin bilang Mang Berto. Medyo may mas edad na kumpara sakin si Mang Berto. Marami kaming napagkwentuhan tungkol sa pagtatrabaho bilang isang OFW, pero mas naging interesado ako sa kwento ng kanyang buhay pag-ibig. Madalas ako dito. Ito ang unang lugar na napuntahan ko mula ng matungtong ako dito sa Kuwait. Labing walong taon na akong nagtatrabaho bilang isang mekaniko. Marami na rin akong napasukang ibat ibang kumpanya.*

*Ewan ko ba kung bakit naisipan kong magtrabaho sa ibang bansa. Naalala ko pa yung katwiran ko na mahirap ang buhay sa atin, na alam ko naman na pareho lang ang isasagot natin sa tanong na bakit nag abroad. "Mahirap ang Buhay". Ngayon ko na lang naiisip na kung ibabalik ang panahon, pipiliin ko pa ring mabuhay at magtrabaho sa atin. Nagtataka nga ako na marami sa atin ang matatalino at magagaling pero iba ang nakikinabang nito. Di ko sinasabing ayaw ko rin magtrabaho dito sa ibang bansa, siguro binigyan lang ako ng pagkakataon. Kaya ko siguro nasasabi ito dahil sa nangyari sa kin nang mag-abroad ako.*

*Di naman ako nagsisisi, nakatulong ako sa aking pamilya. Pero may kapalit yata ang lahat. Ikaw ba may pamilya ka. tanong sa akin ni Mang Berto. Bago ako nakahuma, agad nyang dinugtong na huwag ko munang sagutin ito.Siya na lang daw muna ang sasagot.*

*Nagulat ako sa kanyang sinabi na – bakit pa nga ba ako magtatanong ganun alam ko naman ang isasagot.(sa isip ko manghuhula ata itong kausap ko, medyo nag aalangan na ako). Balak ko nang magpa-alam sa kanya nang medyo magimbal ako sa susunod na winika nya: Ako kasi hiwalay na ako. At alam ko na marami sa ating lumabas ng bayan, halos pareho ang kinalabasan matapos ng sinasabi nilang pagsa-sakripisyo kapalit ng magandang buhay.*

*Sorry ha, kanina pa ako dito. Wala akong makausap at gusto kong magkwento. Uuwi na kasi ako bukas at di na muling babalik. Huling tanaw ko na sa lugar na ito, pero gusto kong makapag iwan ng isang ala-ala. Siguro yung iba, magtatatalon sa tuwa dahil makakauwi na at makakapagsimula na ulit sa Pinas. Pero ako gusto ko pang ipagpatuloy ang trabaho ko dito pero di na pwede. Binigyan na*

*Sa mga gustong magbahagi ng mga karanasan sa buhay habang nasa abroad, ipadala lang po sa BUHAY OFW Dear Kuya Eli, ullessis@yahoo.com*

*ako ng graduation day dito.*

*Sabi nyo kanina mas gusto niyo ang mabuhay sa Pinas, tanong kong medyo naguluhan.*

*Ang sagot niya: Oo, noong masaya pa kami at magkakasama, pero ngayon huli na ang lahat. Tanda ko pa ang araw at taon nang tinawagan ako ng aking kapatid na umuwi muna at magbakasyon. Doon pa lang medyo kinabahan na ako; parang kinutuban. Hindi ako nag-aksaya ng panahon. Sugod ako sa pag- uwi.*

*Pagdating ko sa airport, sinabihan ako ng aking kapatid na huwag muna daw tumuloy sa aming bahay at doon na lang matulog sa kanila. Lalo akong kinabahan.*

*Sa loob ng kotse, papunta sa bahay ng aking kapatid, pinasabog nya ang bomba. 'May kinakasama nang iba ang iyong asawa." Muntik kong sapakin ang kapatid ko sa kanyang sinabi, pero nagpigil ako. Nanginginig ang aking katawan. Ayaw kong maniwala. Pero detalyado ang kanyang kuwento. Nagsimulang manikip ang dibdib ko sa galit. Pinilit kong magpaka-hinahon. Sinabi ko sa sarili kong huwag maniwala hanggang di ko pa nakakausap ang aking asawa.*

*Di ako nakatulog sa eroplano. Ngayon, sa Pinas, gising na gising pa rin ako. Pakiramdam ko ay sasabog ako.Pinaderetso ko na sa aking bahay ang aking kapatid.*

*Pagdating doon, nagdilim ang paningin ko nang makita ko na may nakaparadang sasakyan sa loob ng garahe na hindi ko kilala. Mabilis ang pangyayar ... di di ko alam kung paano ako nakapasok sa bahay, gusto ko na yatang p….. iba na ang nasa isip ko. Patawarin sana ako sa aking gagawin. Pinipigilan ako ng aking kapatid pero naka-akyat ako papunta sa sarili kong kwarto.*

*Naiba ang mga pangyayari nang masalubong ko ang bunso kong anak na apat na taong gulang pa lang noon. Ang kaninang nandidilim na paningin ko ay napalitan ng awa sa sarili. Napaluhod ako at napaiyak sa labis na panlulumong naramdaman ko. Sakto namang papalabas sa kwarto ang aking asawa, kasama ang kanyang kinakasama. Mahina na ang boses ko pero higit pa sa sigaw ang talim ng pagtitig ko sa aking asawa. Sa puntong iyon, nawalan ako ng malay. Dahil siguro sa magkahalong pagod at sama ng loob.*

*Nagising akong kaharap ang aking asawa. Umiiyak din pero di makatingin sa akin. Walang lumalabas sa bibig ko, walang tanong na gustong itanong, nawala lahat ng pangarap ko. Gusto kong manakal gusto kong gumanti, gusto kong iparamdam ang sakit … ang SAKIT! Pero nakapagpigil na naman ako nang muli kong nakita ang aking bunso na nakatulog na sa kama at nasa gilid ng kanyang ina. Teka hindi ko na pahahabain, ah. Alas sinko na pala ng hapon.*

*(Pero alam kong si Mang Berto na rin ang pumigil sa kanyang kwento at hindi ang oras). Sige ho, maraming salamat! Ingat ho sa muli nyong pagsisimula sa Pinas. Ikinagagalak ko ho kayong makilala. Di ko kayo makakalimutan dito sa lugar na ito. Dito sa lupang buhangin! Bago kami maghiwalay, ako naman ang nagtanong. Ang pakiramdam ko kasi ay bitin ako sa kanyang salaysay. Mang Berto, ano ho ang nangyari bago kayo magkahiwalay ng inyong asawa?*

*Isang malalim na buntunghininga ang sagot, habang nakangiti nang malungkot. Sa huli, ito ang sinabi niya sa akin: Wika ko sa aking asawa "Pwede bang yakapin kita bago kita iwan?"*

*www.thepoc.net*



ANG SPANISH ARMADA



# Kung Paano Binago ng Lagay ng Panahon ang Kasaysayan

KASAYSAYAN mismo ang nagpapakita na malaki ang ginampanang papel ng lagay ng panahon sa naging takbo ng mga pangyayari sa mundo. Isaalang-alang natin ang dalawang halimbawa.

### Nang Humagupit ang Bagyo

Noong 1588, nagsugo si Haring Felipe ng Espanya ng isang pangkat ng mga barko, kilala bilang ang Spanish Armada, para lusubin ang Inglatera. Pero dahil sa lagay ng panahon, hindi nangyari ang mga bagay-bagay ayon sa plano.

Pumasok ang mga barko ng Espanya sa English Channel. Pero sinagupa ang mga ito ng mga barko ng Inglatera na mas madaling imaniobra. Matapos magtamo ng bahagyang pinsala, dumaong ang Spanish Armada malapit sa Calais. At ayon sa utos, hahakot ito ng mga kawal para sa pagsalakay sa Inglatera.

Samantala, habang madilim pa, sinunog ng mga Ingles ang ilan sa mga barko nila at ipinatangay sa hangin at alon patungo sa nakaangklang mga barko ng Espanya. Pinutol agad ng mga Kastila ang tali ng angkla ng marami sa mga barko nila para hindi tamaan ng nagliliyab na mga barko. Pero magiging kapaha-pahamak sa mga Kastila ang ginawa nilang iyon.

Pagkatapos ng pangyayaring iyon sa Calais, ang dalawang pangkat ng mga barko ay tumungo sa North Sea habang itinutulak ng hangin. Naubos na ang suplay ng pulbura ng mga Ingles kaya dumaong sila sa baybayin ng Inglatera. Samantala, hindi makabalik sa Espanya ang mga Kastila dahil pasalunga sila sa hangin at nasa daraanan nila ang mga Ingles. Kaya napilitan silang maglayag pahilaga at lumibot sa Scotland. Pagkatapos, naglayag sila patimog hanggang sa makalampas sa Ireland para makabalik sa Espanya.

Sa pagkakataong ito, kinakapos na sa pagkain at tubig ang mga barko ng Espanya, at lulan ng napinsalang mga barko ang maraming sugatán, pati na ang mga nagkasakit ng scurvy. Kaya kakaunting pagkain na lang ang ibinibigay sa lahat, na lalong nagpahina sa mga tripulante.

Pagkalibot ng mga barko sa Scotland, isang napakalakas na bagyo sa Atlantiko

ang tumangay sa maraming barko patungo sa baybayin ng Ireland. Kapag may bagyo, karaniwan nang ibinababa ang mga angkla hanggang sa humupa ang malakas na hangin. Pero dahil pinutol na ang tali ng mga ito para iwasan ang nagliliyab na mga barko ng kalaban, 26 na barko ng Espanya ang nawasak sa baybayin ng Ireland at mga 5,000 hanggang 6,000 ang namatay.

Nang makabalik ang Armada sa Espanya, halos 20,000 na ang nasawi at napakaraming barko na ang nawasak. Tiyak na ang pangunahing dahilan sa napakalaking pinsalang ito ay ang lagay ng panahon. Lumilitaw na ganiyan din ang palagay ng mga Olandes, na kakampi ng mga Ingles. Nang maglaon, inilagay ng mga Olandes sa isang medalyang gumugunita sa pagkatalo ng Spanish Armada ang paniniwala ng karamihan na ang Diyos ang may kagagawan sa mga likas na sakuna. Ganito ang iniukit nila sa medalya: "Humihip si Jehova at nangalat sila."

### Natalo Dahil sa Ulan

Ang isa pang halimbawa ay ang Battle of Waterloo noong 1815. Ayon sa kasaysayan, mahigit 70,000 lalaki ang namatay o nasugatan sa labanang ito sa loob lang ng ilang oras. Ang Waterloo ay mga 21 kilometro sa timog ng Brussels, Belgium. Pinili ng Britanong Duke ng Wellington na dito maglaban at pumuwesto sa mas mataas na lugar. Bagaman mas marami ang hukbong Pranses ni Napoleon, kailangan nilang talunin ang mga tropa ni Wellington bago gumabi dahil paparating na ang hukbo ng Prussia na tutulong kay Wellington. Muli, malaking papel na naman ang ginampanan ng lagay ng panahon.

Napakalakas ng ulan noong gabi bago ang labanan. Ayon sa karamihan ng mga sundalo, iyon ang pinakamiserableng gabi sa kanilang buhay. Bagaman may ilan na nakapagtayo ng maliliit na tolda, isang sundalo ang nagreklamo na parang nakahiga sila sa lawa dahil basang-basa ang kanilang higaan. Dahil sa lakas ng ulan, nagputik ang lupa. Para matalo agad si Wellington, gustong simulan ni Napoleon ang pag-atake sa pagbubukang-liwayway. Pero ilang oras pa ang lumipas bago nila nagawa iyon.

Hindi sila agad nakaatake dahil kailangan nilang hintaying matuyo nang kaunti ang lupa bago simulan ang labanan. Bukod diyan, halos nawalan ng silbi ang mga kanyon ni Napoleon. Una, hindi nakakaabot sa malayo ang mga bala dahil nahirapan silang imaniobra sa putikan ang mga kanyon. Pangalawa, dapat sanang tumalbog ang mga bala ng kanyon para mas malaki ang maging pinsala sa mga tropa ni Wellington, pero nababawasan ang puwersa nito dahil tumatama ito sa basang lupa. Napakasaklap nito para kay Napoleon at sa mga tropa niya. Dahil sa lagay ng panahon, natalo ang hukbo niya, at siya ay ipinatapon.

Sa dalawang pangyayaring ito sa kasaysayan, lumilitaw na talagang malaki ang ginampanang papel ng lagay ng panahon sa naging takbo ng mga pangyayari sa mundo, pati na sa pagbangon ng Imperyo ng Britanya.


ANG BATTLE OF WATERLOO
© Bettmann/CORBIS

# "ANG MATANDA"

*Ni Benigno Ramos*

*Ang matandang yaon sa loob ng karsel*
*ay kinaguluhan ng mga reporter:*
*kay rami ng kanyang mga luha't daing!*
*kay rami ng kanyang pighati't hilahil!*

*"Ako ay dinilim sa aking paglakad*
*at di ko malaman kung saan tatawag;*
*ang lahat ng bahay, may asong marahas,*
*at sa pagsamo ko ang sagot ay Layas!*

*"Kahit na sa sibi kung ako'y lumagay*
*itataboy agad ng mga maybahay,*
*sa gayo'y hinanap ang mga Simbahan*
*na nakasara ring tila nanakawan!*

*"Gaya ng tahanan na ari ng sakim*
*ang bahay ng Diyos ay nakapinid din!*
*kahit na kumatok ay di man sagutin*
*at di matuluyan ng nagsisidaing!*

*"Salamat na lamang at may isang pulis*
*na sa aki'y siyang humuli't dumakip,*
*dito nga sa karsel ako'y ipiniit*
*binigyan ng kama't ako'y pinaidlip!"*

*Isang matanda, ayon sa tula, ang dinayo ng mga reporter sa loob ng bilangguan. Nang usisain siya kung bakit nakakulong, ikinuwento ng matanda ang masaklap niyang karanasan sa paghahanap ng matutuluyan. Inabot diumano siya ng dilim sa pagtapat at pagkatok sa rnga pinto ngunit walang nais magpatuloy sa kaniya. Nagtangka siyang sumilong sa mga simbahan ngunit nakapinid naman ang bawat puntahan niya. Kaya laking pasasalamat niya nang dakpin siya ng mga pulis at ikulong. Kahit paano, nagkaroon siya ng katreng matutulugan sa piitan.*
*Mula sa aklat "Pag-unawa Sa Ating Pagtula, Pagsusuri at Kasaysayan ng Panulaang Filipino" ni Virgilio S. Almario (Pambansang Alagad ng Sining sa Panitikan)*

# Video Showing @ KPCCenter - Women Section

Program Coordinator: Sister Eman Edna Valdez











# IMPORTANT ANNOUNCEMENT

## PAALALA SA LAHAT NG APLIKANTE

**ANG MGA HINDI NAKAKUHA NG PASAPORTE MAKALIPAS ANG ANIM (6) NA BUWAN MULA SA ARAW NG PAGKALOOB NITO AY IPAPAWALANG BISA (CANCELLED) ALINSUNOD SA UTOS NG KAGAWARAN BILANG 37-03**




**Office of Consular Affairs at Philippine Embassy, Kuwait**

# FILIPINO BILANG BUSINESS PARTNERS, HINDI LANG SKILLED-WORKERS AT DOMESTIC HELPERS!

*Sa mga tipikal na studyante, ang ibig sabihin ng graduation ay panibagong simula o level ng pag aaral. Pero para sa mga nagtatrabaho na, lalo na sa ibang bansa, ang ibig sabihin nito ay pagsisimula o pagkakaroon ng opurtunidad upang maisakatuparan ang tagumpay sa ating napiling career. May dalawang ibig sabihin ng Graduation: ang nakatapos ka sa pag-aaral at ang pagsisimula ng panibagong hamon sa buhay. Ito ay ang panibagong opurtunidad at pagsubok na kung saan marami ka ring matututunan. Kaya ngat may kasabihan sa English: "learning is a continuous process". Anu man ang antas na natapos mo, di ka doon hihinto. Bagkus ay haharap ka sa mga hamon ng buhay at gagamitin mong sandata ang ano mang natutunan mo habang natututo ka rin sa hinaharap mong kapaligiran. Bilang isang overseas worker, ang prioridad natin ay magtrabaho at makaipon. Pero heto't nakakaya nating isingit ang pagaaral para sa ating dagdag kaalaman para sa career na ating tinatahak o tatahakin.*

*Ang ICSA ay isang institusyon dito sa Kuwait na nagbibigay ng kaalaman sa ating mga Filipino OFW's. Simula noong taong 2001, mahigit siyam na libong estudyante na ang nakapagpatapos sa eskwelahang ito para sa iba't-ibang kurso tulad ng PC & Laptop Technology, Office Management, at ang pinaka-inaasam-asam ng karamihan sa mga Pinoy ay ang makapag-aral ng college habang sila ay nagta-trabaho sa Kuwait. Ito ay napaka-espesyal para sa marami dahil magagawa na nilang mag-aral habang andito sa ibang bansa. Hindi bat masarap sa pakiramdam pag umaakyat ka ng intablado para kunin ang pinaka aasam-asam at pinaghirapan mong certificate o diploma? Dahil napatunayan mo na hindi balakid ang kawalan sa oras. Nagawa mong maipakita na nasa tao ang pagtatiyaga. Napatunayan mo na kahit gaano ka man ka-busy sa trabaho, kahit kulang sa oras, ay nagawa mo na magsikap upang madagdagan ang iyong kaalaman. Ito rin ay magagamit mo para mas lalong maging competitive sa trabaho lalo na't ang labanan sa paghahanap ng trabaho dito sa Kuwait ay hindi lamang sa kung anu ang experience at skills na meron ka, mas lamang ditto ang mga nakapagtapos ng college. At ito ang hamon na haharapin natin para ma-i-apply natin ang ating mga natutunan.*

*Inaanyayahan namin ang lahat ng mga Pinoy na gustong matuto at linangin ang kanilang kahusayan, upang ipagpatuloy ang pag-aaral, lalong-lalo na sa gustong makapag-tapos ng College, habang nagta-trabaho sa Kuwait. Maaari na kayong magpa-enroll ng Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Business Management o di kaya ay major in Business Marketing. Sa mga ganitong kurso ay malalaman natin kung papano magkakaroon at patakbohin ang sariling negosyo. Dapat nating isa-alang-alang na ang paghahanap ng magandang trabaho ay isang napakalaking hamon. Ngunit hindi lang dapat sa pagta-trabaho para sa iba tayo nakatoon. Dapat rin tayong magsikap upang magkaroon ng ating sariling negosyo upang hindi na muli mamamasokan pa para sa iba. Panahon na para gisingin natin ang ating mga sarili mula sa mahimbing na pagkatulog. Dahil mula sa pagkabata tayong mga Filipino ay naimulat na sa isang pagsasanay upang maninilbihan sa ibang tao o sa ibang bansa. Panahon na upang ipakita natin sa buong mundo na hindi lang magaling ang Pinoy bilang mga skilled-workers or skilled-laborers at domestic helpers. Ang Pilipino ay magaling din bilang entrepreneur.*

*Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng*
*ICSA CITC Computer Institute*
*8th Flr. Panasonic Tower, Maliya, Kuwait City*
*Telephon Nos. 22467301, 99302850, 22403408, 96621592*
*facebook.com/icsakuwait*

# PINOY RECIPE

Ni Sister Um Ismael



*(Iba't Ibang Luto ng mga Gulay)*

### *TORTANG GULAY*

*Mga Sangkap:*
*1 tasang laman ng alimango o hipon*
*1 maliit na patola*
*1 tasang kamote*
*1 maliit na karot*
*½ tasang kintsay*
*2 itlog*
*1 sibuyas*
*2 butil na bawang*
*asin*
*paminta*

*Paraan ng Pagluluto:*
*1. Ilaga sa tubig na may timplang asin ang alimango o hipon.*
*2. Himayin ang laman ng alimango o talupan ang mga hipon. Itabi sandali.*
*3. Ihanda ang mga gulay. Hiwa-hiwain nang pino ang mga gulay.*
*4. Igisa ang bawang at sibuyas.*
*5. Isama ang laman ng alimango.*
*6. Timplahan ng asin at paminta.*
*7. Isama ang mga gulay at lutuin nang ilang minuto.*
*8. Ilipat sa pinggan, palamigin.*
*9. Ihanda ang mga binating itlog.*
*10. Ilatag ang dahong saging.*
*11. Isalin dito ang nilutong gulay.*
*12. Takpan ng binating mga itlog ang mga gulay.*
*13. Iprito sa mainit na mantika hanggang pumula.*
*14. Papulahin din ang kabilang parte.*
*15. Ihaing may kasamang sweet-sour sauce.*

### *SITSARO GUISADO*

*MGA SANGKAP:*
*1 kg sitsaro, tinanggalan sa dulo*
*1 kutsarang mantika*
*2 butil ng bawang, tinadtad*
*1/4 tasa ng hiniwang sibuyas, kamatis*
*1/2 tasa ng karneng baka*
*1/4 tasa ng binalatang hipon*
*1 tasa katas ng hipon*
*1/2 tasa ng chicharon, dinurog*
*asin*
*paminta*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*
*1. Sa kaserola, painitin ang mantika at igisa ang bawang, sibuyas at kamatis.*
*2. Idagdag ang baka at papulahin.*
*3. Isama ang binalatang hipon at timplahan.*
*4. Isama ang sitsaro at lutuin.*
*5. Lagyan sa ibabaw ng dinurog na chicharon.*

*(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)*



# MAGTAWANAN TAYO

## (Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Ni Issa Mohammad Tragua, e-mail: jorgetragua@yahoo.com

*BAHAY KUBO (Bading Version) kantahin mo! Valer kuberch, Kahit jutay, julamantrax donchi, Ay anek-anek, Nyongkamas at nutring, Nyoga-rilyas at kipay, Nyitaw nyotaw jutani, Kundol jutola Jupot jolabastquax, At mega join-join pa, Jobanox nyustasa, Nyubuyax nyomatis Nyow-ang at luyax, And around the keme ay fullness ng lingax!*

*ANAK: nay anong ulam?*
*NAY: baka*
*ANAK: baka wow!*
*NAY: baka wala*

*ANAK: Nay, meron ba tayong ulam?*
*NANAY: Tingnan mo na lang sa ref, anak.*
*ANAK: Eh wala naman tayong ref, di ba?*
*NANAY: eh di wala tayong ulam*

*ANAK: Nay, sabi ng titser ko ang ina ay ILAW NG TAHANAN.*
*Eh ano naman po ang tawag sa ama?*
*INA: (Aburido) ang AMA ang taga-PUNDI NG ILAW!*

*ANAK: nay, may night swimming po kami ha.*
*NANAY: O sige anak… Wag kang papagabi ha?*

*DIONISIA: maestro ka ba?*
*TINDERO: ay hindi po, di nga po ako naka-pagtapos eh…*
*DIONISIA: ok lang yun, pero maestro ka?*
*TINDERO: hindi nga po*
*DIONISIA: humaygad, bigyan mo estro, paano ko mainom ang coke kung wala estro!!*

*Kumain sa isang sosyal na Restaurant si FVR at ERAP.*
*FVR: Give me a Swiss Steak and French fries.*
*ERAP: Ako rin, give me sweeptakes and first prize.*

*Sa field educational trip:*
*TEACHER: Juan, what do you call? (pointing to a deer in the zoo)*
*JUAN: Ewan ko po, mam.*
*TEACHER: What does your mom call your dad?*
*JUAN: Tarantado ba tawag diyan mam?*

*NANAY: Hoy bata ka!*
*ANAK: Hoy! Bata ako! San ako galing? Alas dos na ng madaling araw ah? katanda ko na, wala pa akong isip. hindi ko ba alam nag-aalala na si nanay at tatay? walang hiya akong bata! hala sige! lumayas ako! at wag na akong babalik!*
*NANAY: han naku! Makatulog na nga… (inis si nanay)*

*TATAY: Isa sa mga anak natin ang kumuha ng pera sa wallet ko!*
*NANAY: Sobra ka, bakit mo pinagbibin-tangan ang mga bata? Malay mo, ako ang kumuha!*
*TATAY: Sure akong hindi ikaw, may natira eh!*

*MISTER: Hon, sino 'yang tinitingnan mo?*
*MISIS: Ex ko yan, hon! lasenggo na siya after our break-up five years ago.*
*MISTER: Grabe! Ang tagal ng celebration niya!*

*MISIS: Lalayas na ako.*
*MISTER: Ha? Bakit?*
*MISIS: Bakit ako lalayas?*
*MISTER: Hindi! Ang ibig kong sabihin, bakit ngayon ka lang lalayas?!.*

*CARDO: nahirapan ka ba sa questions sa exam?*
*PEDRO: Hindi!*
*CARDO: Ang galing mo naman!*
*PEDRO: Nahirapan ako sa answers!*

*AMO: Inday, ilipat mo nga ang comforter sa kwarto*
*INDAY: san ko ilagay kuya?*
*AMO: Ipatong mo lang sa kama*
*Maya-maya...*
*INDAY: andun na po. Sinama ko na rin ang frenter at iskaner...!!!*

*DOC: Iho, bakit mo naman sinapak yong lalaki kanina?*
*BOT: ninenerbyos na nga ako sa result ng AIDS test tapos sasabihin pa niya… THINK POSITIVE !*

*DENNIS: Dad, bakit ganon? Tinext ko yung asawa ko na padating na ako. Pag-uwi ko may kasama s'yang lalaki sa kama.*
*DADDY: Baka hindi natanggap yung text mo.*



# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section, KPCCenter

## Lesson 32

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Ang pag-uusap | Al muhadatha | المحادثة |
| Asawang lalaki: Sumainyo ang ka-payapaan | AzZawj: Assalamo Alaykom | الزوج : السلام عليكم |
| Asawang babae: At Sumainyo din ang kapayapaan | AzZawja:Wa alaykom saalam | الزوجة: وعليكم السلام |
| Asawang lalaki: Ako ay gutom na gutom. | AzZawj: Ana Jaw- an Jiddan | الزوج : أنا جوعان جدا |
| Asawang babae: Ang pagkain ay nasa hapag- kainan na. | AzZawja: Algadaa alal mai-dah | الزوجة : الغداء على المائدة |

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| ر Raa | ذ Dhaal | د Daal | خ Khaa | ح Haa | ج Jeem | ث Thaa | ت Taa | ب Baa | أ Alif |
| ف Faa | غ Ghaieen | ع Aieen | ظ Zaa | ط Taa | ض Daad | ص Saad | ش Sheen | س Seen | ز Zaa |
| | ى Yaa | ي Yaa | ه Haa | و Waaw | ن Noon | م Meem | ل Laam | ك Kaaf | ق Qaaf |

*Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng LIBRENG Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter, 24712574 or 24756796 extentions 116 sa mga babae, at 102 sa mga lalaki.*



Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait

# MGA GULAY SA MINDANAO 5

*Bukod sa mga prutas na matatagpuan sa Mindanao, may mga iba't-ibang uri din ang mga tropikal na gulay. Ang mga gulay na ito ay matatagpuan din sa mga pamillihan ng Europa, Australia o sa North-America.*

*Isa sa mga pangunahing dahilan kung bakit lumakas ang pagdagsa ng mga ito sa nabanggit na mga bansa ay dahil sa presensya ng maraming kultura ng mga tao at iba't-ibang lugar na pinanggagalingan ng mga ito, lalo na sa Pilipinas.*

*Narito ang ilan sa mga gulay na ating ipapakilala sa talakayan na ito:*




*Ito ang tinatawag na "Eggplant." Ang bunga nito ay may iba't-ibang hugis; may pahaba at may pabilog na kulay ube at puti. Malambot ang talong at bagama't itinuturing itong bunga ay kinakain naman ito bilang gulay. Kinahiligan din ito ng mga Pinoy na nilulutong torta na may halong itlog at giniling na karne o isda. Hinahalo din ito sa "pinakbet" at sa ginataang gulay o sinigang na hipon.*




*Ang Sitaw sa wikang Ingles ay "String beans." Ito ay mahaba o "long beans," at pinuputol ito kapag niluluto o binubuksan ang buto nito sa ilalim. Ang lasa nito ay bahagyang matamis at madalas na hinahalo sa karne, isda at iba pang mga gulay.*

*Tulad ng iba pang uri ng "beans," ang Sitaw ay mahalaga bilang kapalit ng karne.*




*Ang Cassava ay tanyag na tanim sa mga tropical na bansa. Ito'y kadalasang mataas ang tubo at aabot hanggang sa labing limang talampakan. Ang ugat nito ay nagiging bunga ng cassava na minsan ay aabot hanggang dalawang talampakan ang haba. Ang kamoteng kahoy ay may dalawang uri, matamis at mapait. Ang bunga ay nagtataglay ng tinatawag na "toxic cyanide" na maaring makakalason kapag kinain ng hilaw. Ngunit ang matamis na cassava ay hindi nagtataglay ng ganitong uri ng asido. Madalas ay nilalaga, ginagawang suman, pinasisingawan o piniprito ang cassava. Ito rin ang ginagawang "cassava cake" na paborito ng karamihan. May mga ibang tribo sa Mindanao na kanila itong pangunahing pagkain, gaya ng mga Tausug, Samal at Yakan. Nakakatulong din ito bilang kapalit ng kanin, lalo na sa mga nagdi-dyeta. Ang kamoteng kahoy ay isa ring pinagkukunan ng harina. Ito rin ay ginagawang sweet snack, o ginataang matamis.*





Ni Abdullah Joselito Tabing
Da'iyah, KPCCenter

# Kalusugan at Mga Halamang-Gamot

*Ano nga ba ang ibig-sabihin o kahulugan ng kalusugan? Nakagisnan na natin ang kapag sinabing "Kalusugan" o health ay nangangahulugan ng pagkawala ng sakit o anumang karamdaman. Ang taong nasa mabuting kalusugan ay isang taong walang sakit. Ngunit hindi ito ang buong kahulugan ng kalusugan! Tulad narin ng wika ng World Health Organization (WHO), ang kalusugan ay ang isang estado ng pagiging masigla ang isip, katawan, at pakikitungo sa iba. Hindi ito simpleng kawalan lamang ng sakit, kapansanan, o iba pang karamdaman. Ang kalusugan ay isang ring karapatan ng bawat tao sa buong mundo. Dapat tayong makipagtulungan upang maatim ang isang estado na magpapahintulot sa katuparan ng kahulugan ng kalusugan na ating nabanggit. Ang kalusugan ay isang responsibilidad ng bawat isa sa sarili at sa kapwa. Pangalagaan ang iyong kalusugan para sa kapakanan mo at ng iyong pamilya. Huwag rin ikompromiso ang kalusugan ng kapwa sa pamamagitan ng mga bagay na hindi nakakabuti sa katawan gaya ng paninigarilyo at drugs. Isa ka ba sa mga taong bukang-bibig ang "Uminom ka ng gamot?" O di naman kaya ay konting sakit lang na maramdaman ay pupunta na ng hospital? Mahalaga na mabatid natin ang simpleng paggamit ng mga halamang gamot.*

*Ampalaya (Momordica charantia). Kahit mas kilala bilang isang mapait na gulay, ang ampalaya ay isa sa mga karaniwang halamang-gamot sa Pilipinas at sa buong Asya na itinuturing na nagbibigay-sustansiya sa katawan. Ayon sa mga pag-aaral, ang prutas at dahon nito ay naglalaman ng iron, calcium, at phosphorus na mahahalagang mineral sa katawan. Sinasabing ang pagiging mapait ng prutas nito ay dahil sa quinine, isang anti-malarial, anti-inflammatory na kemikal. Gayunpaman, wala pang mabusising pag-aaral ang naisasagawa upang patotohanan ito. Ayon sa pinaniniwalaan, ang ampalaya ay nakatutulong sa paglunas ng type-II diabetes. Dahil dito, marami nang gumagawa at nagbebenta ng food supplements na gawa sa halaman ng ampalaya, kahit wala pang siyentipikong batayan ang ipinapahayag na husay nito.*





*ni Ust. Mohammad F. Sumaway*
*Da'iyah, KPCCenter*
*Kuwait*

# Ang Islam at ang Mga Pangunahing Pangangailangan

Ang Islam ay may sakdal na layunin na makapagtatag ng isang huwaran at magandang pamayanan. Upang maisakatuparan ang mga ito, lubhang kinakailangan ang mga itinakdang pamantayan o batayan sa pagkakaroon ng ganap na katiyakan na makamtan ang lahat ng karapatan ng mga mamamayan sa isang pamayanan. Kung ang mga tao ay nakadarama ng kasiyahan sa katahimikan, kapanatagan, kalayaan at sa mga masaganang bagay na kinakailangan, maaaring sila ay magiging mabuting mamamayan. Ang mga tao sa ganitong maayos na pamayanan ay magiging maligaya sa kanilang lehitimong karapatan.

Basahin ang mensahe ng Propeta ng Allah (saw):

"Sinoman ang magising sa umaga na may panatag na pakiramdam sa kanilang pook, walang sakit at karamdaman sa katawan at mayroong sapat na panustos (pagkain at kagamitan) sa loob ng isang araw, ang mga taong ito ay tila ba sa kanila ang buong mundo. (Iniulat ni Tirmidhi)

Samakatuwid, hangarin ng Islam na makapagtatag at makapagpatayo ng isang balangkas ng pamayanan na magkakaloob ng mga sumusunod:

- Kapayapaan at Kaligtasan:

Ang Islam ay nag-aalay ng pansariling katiwasayan at pampamilyang kaligtasan at pangangalaga. Ang mga kasapi ng pamayanan ng mga Muslim ay dapat na walang kinatatakutan o pinangangambahan at hindi dapat na pagbantaan ng sinoman kahit sa salita man lang. Ito ay batay sa Hadith ng Propeta ng Allah (saw):

"Sinoman ang manakot o mang-abuso sa isang mananampalataya (dito sa mundo), magiging isang tungkulin ng Allah na bigyan ang taong ito (nanakot) ng walang kapanatagan at takutin siya (ng walang tigil) sa Araw ng Paghuhukom." (Iniulat ni Tabaranee, Targheeb Abd Tarheeb)

Ang katiwasayan ay nagbibigay sa isang mamamayan (sa pamayanan) ng kalayaan sa pagkilos upang makapaghanap-buhay at tuluyang kumita sa matapat na pamamaraan. Ang pangunahing parusa (Capital Punishment) ay ipinapataw at ipinairal upang magkaroon ng mahigpit na parusa sa mga taong may tangkang maghasik ng kaguluhan sa kapayapaan, katiwasayan at katatagan ng bayan ng mga Muslim. Isa sa mga mahigpit na parusa sa mga kriminal, batay sa batas ng Islam ay ang parusa para sa paghahasik ng kaguluhan sa kapayapaan at katiwasayan at ang pananakot sa mga inosente o walang kasalanan na mamamayan. Inilahad ito ng Propeta ng Allah mula sa kanyang huling sermon:

"Katotohanan, ang Inyong dugo, ang inyong pinangangalagaang bagay, ang inyong mga kayamanan ay ipinagbabawal sa iba. At bawal na dungisan ang mga ito katulad ng pagbabawal na dungisan ang Banal na Araw na ito (Araw ng Arafah, sa panahon ng Hajj), sa Banal na Buwan na ito, (ang Buwan ng Hajj o Thul-Hijjah] at ang Banal na Lugar (Lungsod ng Makkah). (Sahih AI-Bukhari)

*Inisulat ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah, Cultural Field Worker*
*KPCCenter, Women Section*
*Kuwait*

مقياس سلامة الأسرة وأصالتها

*So tmboan ko kabara bahagi endo ka kapiya no Tiwalayan*

ومقياس سلامة الأسرة وأصالتها لا يكون بجانب المادية الدنيوية فقط كصحة البدن ومستوى السكن والغذاء واللباس ، ولكن أسباب القوة والأصالة تتمثل أول ما تتمثل في التزام أفراد الأسرة بالإسلام عقيدة وعبادة وأخلاقا وأدبا ومعاملات ،يهيمن الإسلام عل حق الأسرة تماما ، في كل صغيرة وكبيرة في علاقة أفراد الأسرة مع بعضهم بعضا في اتباع هدى الرسول صلى الله عليه وسلم في أعمال اليوم والليلة .

فنرى الأب يقوم بواجبه نحو زوجته وأبنائه ، وكذلك الأم تقوم بواجبها نحو زوجها وأبنائها وكذلك الأبناء يقومون بواجبهم نحو أبيهم وأمهم من البر والإحسان

*So tmboan ko kapia no pamilya ndo kalilintadin na di kaadn sabap bo sa Kadakl a tamok ,ataw kapiya na walay,kadakl a balgkas . ogaid na ya sabapan a kapiyanin ndo kalintadin na yadn paganayan na so kanggolalan o mbinabatan ko pamando no islam ,paritiyaya, simba ,palangayan . kambamatan so islam ko paido masla a kapamagiktan ilan a mga ka wagib,makaonot silan ko totoro no Rasulullah S.A.W. mailay so Ama sa makatonay nin sokawagib lon ni kaloma nin ndo so mga wata nin. So Ina na maito bon maka tindgin so kawagib lon ni ka lomanin ndo so mga wata nin, so mga wata na maka tunay nilan so kawagib kanilan o duwa luks nilan .*



*Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar*
*Public Relation & Information*
*KPCCenter, Kuwait*
*e-mail: aymus8118@yahoo.com.*

*38. (RABBANA A-MANNA FAGFIRLANA WARHAMNA WA ANTA KHAIRO ARRAHIMEEN)*
*"O Kadnan ami na sabensabenar a miyaritiyaya kami R'ka, na amponangka so manga dosa ami, ago ikalimo kamingka , ka S'ka man I mapiya a phangalimowan"*

*39. (RABBEY EGFIR WARHAM WA ANTA KHAIRO ARRAHIMEEN)*
*"O Kadnanko na pangampon ka sa dosa, ago pangalimowanka, ka S'ka man I mapiya a phangalimowan"*

*40. (RABBANA ASSRIF ANNA AZA-BA JAHANNAMA INNA AZA-BAHA KA-NA GARA-MA)*
*"O Kadnan ami na pakawatanangka r'kami so kasiksan sa naraka, ka sabensabenar so kasiksan sa naraka na daden a taman yan "*

*41. (RABBANA HABLANA MIN AZWA-JINA WA ZORRIYA-TINA QURRATA A'YUNIN WAJ-ALNA LILMOTTAQEEYNA IMA-MAN)*
*"O Kadnan ami na enggi kamingka sa makagkapiya ko manga pangingilay ami a saya makdsabap ko manga karoma ami ago sayako manga wata ami, ago baloya kamingka a kaunotan o manga tao a masla i paritiyaya R'ka "*

*42. (RABBI HABLEY HOQMAN WA ALHIQNEY BISSALIHEEN, WAJ-AL LEY LISA-NA SIDQEN FIL A-KHIREEN, WAJ-ALNEY MIN WARASATI JANNATIN NAIEEM)*
*"O Kadnanko na enggi akongka sa mapiya pamikiran, ago ikuyog akongka ko manga tao a manga pipiya, ago baloyangka so dilako a bantang I madtaro niyan ko madakel a tao, ago baloy akongka sa maped ako a makawaris so surga a yaniyan ngaran na Surga a Makagkapiya sa Ginawa "*

# BISAYA

Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez

## ANG KASAYSAYAN SA PINULUNGANG BISAYA

*Alang sa atong mga kaigsoonan nga bisaya dili lang sa mga lumolopyo sa nagkahugpong isla sa kabisayaan kung dili lakip na ang mga lumolopyo sa nagkahugpong isla sa Mindanao, wala ba kamo makapangutana ug diin man gayud gikan ang pulong bisaya? Nganong gisaw-an man nato ang usa ka pinulongan nga gibulag man kita sa kadagatan tungod sa atong pagka-islahanon? Sa tumong ug tuyo nga kahatagan ug katin-awan ug kalamdagan ang inyong huna-huna, idalit ko kaninyo kaning maong ginanid.*

*Ang kaliwat nga bisaya nagasubay ug hataas nga kasaysayan dili lang dinhi sa atong nasud nga namat-an kung dili nagasugod kini uban sa pagkaylap sa tinuhoang budhismo nga nagagikan usab sa nasud sa India. Sa ikaupat nga salin-kaliwat sa mga tigpakaylap sa tinuhoang budhismo nitumaw ang pundok nga gitawag ug Sailendra nga mitapon ngadto sa nagkahugpong isla sa Indonesia. Dinhi gipabaros sa mga sakop sa Sailendra ang harianong kutay-banay sa Sri-Vijaya nga naglangkob sa nasud sa Indonesia, Malaysia, Thailand, Cambodia ug Brunei. Sa hinapos nga bahin sa ika-6 nga siglo, napulo ka mga datu sa pangulo ni Datu Puti ang hing-ikyas gikan sa bangis nga pamuno ni sultan Makatunaw kung diin ang iyang gingharian nagasukad sa kasamtang Brunei. Binalon ang kaugalingong kultura, banay, bahandi ug pamalaod gilatas niining napulo ka mga datu ang kadagatan hangtud nga naabot nila ug gitanom ang bag-ong gingharian sa isla sa panay.*

*Sa ilang paglalin, ang napulo ka mga datu nga sila si Datu puti ug asawa nga si Pinagpangan, Datu sumakwel ug asawa nga si kapinangan, Datu Dumangsil ug asawa nga si Kabiling, Datu Bangkaya ug asawa nga si Bakurong, Datu Paiburong ug asawa nga si Pabilaan, Datu Balkasua, Datu Labay, Datu Dumalogdog, Datu Balinsusa ug Datu Padohinog ug asawa nga si Tibongsapay nidunggo, nabahin-bahin ug nagkatibulaag hangtud nga sa katapusan si Datu Puti nakadunggo ug nakabaton ug yuta pinaagi sa pagpalit niini gikan ni Sultan Marikudo, ang kasamtangang sultan sa isla sa Panay.*

*Ang pulong nga "Bisaya" nagagikan sa pulong nga sri-vijaya nga sa sanskrito nagpasabot nga "sri" –"masidlak" ug "Vijaya" –"kadaugan" or "Excellence"*

## BISAYANG JOKES

*CUSTOMER: Waiter! Kadugay gud sa akong order, pila man diay ang cook ninyo dire?*
*WAITER: Ay sir wala man mi coke dinhi, pepsi lang! Pepsi!*

*ANAK: Tay, unsay English sa Kahoy?*
*TATAY: Kasayon, WOOD*
*ANAK: Ingon among Titser, TREE*
*TATAY: Kon tulo kabuok.*

*ANAK: Nay, tinuod ba ang FIRST LOVE NEVER DIES?*
*NANAY: Korek ka jan anak! Tan-awa imong TATAY hantud karon wala pajud namatay ang animal!*

*MARE1: Grabe na jud ko ka kalimtanon oi, misaka gani ko ug hagdan, mo-hunong ko kay malimot ko kung paingon bako taas o sa ubos.*
*MARE2: Ako, Simbako lang (with matching knock 3 times sa table), dili jud ko limtanon. Excuse me sa ha kay murag naay nanuktok!!!*

*TITSER: Juan, what are the different colors of bananas?*
*JUAN: Mam, green, yellow, red, and brown.*
*TITSER: Bugo ka, naa bay brown nga saging?*
*JUAN: Mam ang linung-ag diay, piki na!?*

*HUSBAND(hubog): Darling, atong CR ba mora'g gi-abat. Kada abli nako sa door, musiga ang suga.*
*WIFE: Animal ka! Ikaw diay nangihi sa fridgedir!*

*PULIS: (ga-check sa license ni Tikya) Mao ni tunay nga retrato, claro ang mga kunot. Di pareho anang ubang babaye ga pa-ritoke.*
*TIKYA: Bugalbogalon. Ako man nang thumbmark!*

*TAGALOG: Mga Bisaya'y di ko maintindihan. Inglis nang isda, pis; nang mukha, pis; nang pandikit, pis; nang kapayapaan, pis; tinanong pa ako kung saan ako nakatera, Pis I or Pis II.*

*ANAK: Unsay iskalator, tay?*
*TATAY: Hagdan saka kanaog.*
*ANAK: Kanang elevator?*
*TATAY: Kahon sakyan pasaka kanaog.*
*ANAK: Calculator, tay?*
*TATAY: Kana Dong, wa pa ko kasakay.*

*Maestra: Juan, use "ng" in a sentence.*
*Juan: Maayong gabii, Nang.*

Mahalagang Mga Numero sa Telepono

*EMERGENCY: 112, 1844777*
*CIVIL ID INFO: 1889988*
*FIRE BRIGADE: 100, 105*
*TRAFFIC VIOLATIONS: 198*
*AMBULANCE:*
*Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927*
*HOSPITALS:*
*Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240*
*PRIVATE HOSPITALS:*
*Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536*
*PRIVATE CLINICS:*
*International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001*
*POLICE STATIONS:*
*Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902*
*IMMIGRATION DEPARTMENT:*
*Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071*
*ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):*
*Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280;*
*TIES Center 25231015, 25231016, 97798222*

Pinoy Directory Kuwait



**Jgs Kabayan Online Store**
*Find us @ facebook*

**Roselou Beauty Products**
**Perfumes, Garments, Cosmetics**
*Shop 29, Mezzanine Floor,*
*Megatheer Mall*
*Farwaniya, Kuwait*
*Tel. No. 24712988*

**Sister's Collection & Beauty Products**
*Basement, Hotline Billiard, Salhiya Tower*
*Opposite KFC (Kentucky Fried Chicken)*
*Contact: Ms. Rhoda Tel. 60932262*

**Whole Care Home Medical Care Services**
*Second Floor, Office No. 127*
*Qais Al-Ghanim Bldg.*
*Block 7, Makka St., Fahaheel*
*Contact: Arlene 'Dalal' Custodio*
*Telephone Nos. 23915779*
*97983200 Dalal*
*55181951 Joan*

**Mario's Restaurant Kuwait**
*Fahaheel near NBK behind Al Baha store*
*Telephone No. 23916677*

**Dra. Emily Zapanta**
**Filipino Pediatrician**
*Al-Sayegh Clinic*
*Mangaf Coastal Road*
*Opposite Fahaheel Sea Club*
*Email: info@alsayeghclinic.com*
*Telephone No. 65845687*

**ICSA-CITC Computer Institute**
*8th floor, Panasonic Tower*
*Behind KFC, Maliya, Kuwait City*
*Email: info@icsa.us*
*Website: www.icsa.us*
*Tel. Nos. 22403408, 22467301*
*99302850, 96621592, 66001263*

**Philippine Embassy Kuwait**
*Block 6, Villa No. 153*
*Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road*
*Faiha Area*

# FieldTrip: Kuwait Green Island

Program Coordinators: Ahmad Yusuf Ullessis Abaya & Abdullah Joselito Tabing

Photograph by Alvin Amin Baltazar















